بسم الله الرحمن الرحيم

الحمد لله رب العالمين والعاقبة للمتقين، والصلاة والسلام على سيد الأنبياء والمرسلين وعلى آله وأصحابه وأتباعه إلى يوم الدين أما بعد:

Ang lahat ng pagpupuri at pasasalamat ay sa Allah lamang, ang Panginoon ng lahat ng nilalang, katiyakan ang magandang kahihinatnan sa huling araw ay para lamang sa mga *Muttaqun* (o may ibayong takot sa Allah). Nawa'y ang pagpapala at kapayapaan ay maitampok sa puno ng mga Sugo at Propeta na si Muhammad (s.a.w.), gayundin sa kanyang pamilya, kasamahan at mga tagasunod hanggang sa araw ng Paghuhukom.

Tunay na ang Sunnah ng Propeta ang siyang ikalawa sa mga pinagkukunan ng batas sa Islam pagkatapos ng Qur'an, kaya't isinasatungkulin sa lahat ng Muslim ang pag-iingat at pangangalaga rito sa anumang lehitimo at mabisang paraan.

Ang isa sa paraan ng pag-iingat at pangangalaga sa Sunnah ng Propeta ay ang ipalaganap ito sa mga tao sa pamamagitan ng pagsasagawa ng mga paligsahan upang maisaulo nila ito, malaman ang mga batas nito at maipatupad sa pang-araw-araw nilang pamumuhay; sapagka't ang mga paligsahan na pang-agham ay may maganda at malaking epekto sa aktuwal na pangangaral sa iba't ibang antas at lipi ng tao; upang sila ay magkaroon ng malalim na ugnayan sa Sunnah ng Propeta.

Ang aming departamento sa seksyon ng *Da`wah* (pangangaral) at sa pagtuturo sa mga dayuhan (o hindi arabo) ay lubos na masigasig sa pagsasagawa ng mga paligsahan na ito, upang magkaroon sila ng pagkakataon na maisaulo ang ilan sa mga piling Hadith at makapagtuon sa kanilang mga pisikal na pangangailangan sa pananampalataya, alituntunin at pag-uugali, nang sa gayon ay maitaguyod nila ang pang-islamikong buhay, nang maligaya at marangal sa ning-ning ng liwanag nito.

Kaya't hinihikayat ng aming departamento ang lahat ng mga dayuhan (o hindi arabo) na lumahok sa paligsahan na ito; bilang paghahangad sa gantimpala mula sa Allah.

Inihahandog ng aming departamento ang kurikulum na ito para sa unang paligsahan sa Sunnah ng Propeta (s.a.w.); kaya't malugod naming tatanggapin ang anumang opinyon o mungkahi para sa paglago ng kurikulum na ito sa sinumang nais magdagdag ng impormasyon tungkol sa paligsahang ito. Kaya't ikinagagalak ng departamento ang tuloy-tuloy ninyong pakikipag-ugnayan at tiyak na inyong matatagpuan ang mainit at taus-puso naming pagtanggap at pakikipagtulungan.

Nawa'y itampok ng Allah ang pagpapala at kapayapaan sa ating Sugo at pinakamamahal na Propeta na si Muhammad (s.a.w.), gayundin sa kanyang pamilya, kasamahan at lahat ng kanyang mga tagasunod.

١) عَنْ عَبْدِ اللّٰهِ بْنِ عُمَرَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُمَا قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللَّهِ ﷺ: "بُنِيَ الْإِسْلَامُ عَلَى خَمْسٍ: شَهَادَةِ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَّا اللَّهُ, وَأَنَّ مُحَمَّدًا رَسُولُ اللَّهِ, وَإِقَامِ الصَّلَاةِ, وَإِيتَاءِ الزَّكَاةِ, وَالْحَجِّ, وَصَوْمِ رَمَضَانَ". ( صحيح البخاري: ٨ ).

1) Si Abdullah ibn Umar (Kalugdan nawa sila ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Itinatag ang Islam sa limang (Haligi): Ang pagsasaksi na walang tunay na diyos – na karapat-dapat sambahin – maliban sa Allah at si Muhammad ay Sugo ng Allah, ang pagsasagawa ng *Salah* (pagdarasal), ang pagbibigay ng *Zakah* (katungkulang kawanggawa), ang *Hajj* (paglalakbay sa Makkah upang isagawa ang mga rituwal ng Hajj), at ang pag-aayuno sa (buwan ng) Ramadan". Al-Bukhari: 8

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 1)**

Siya si Abdullah ibn Umar ibn Al-Khattab, isang dakilang *Sahabi* (kasamahan ng Propeta ﷺ), yumakap siya sa Islam kasama ng kanyang ama sa kanyang murang edad at pagkatapos ay lumikas siya papuntang Madinah bago ang kanyang ama. Ang

unang digmaan na kanyang nasaksihan ay ang labanan sa Al-Khandaq, at pagkaraan ay nasaksihan niya ang lahat ng labanan kasama ang Sugo ng Allah (ﷺ). Mayroon din siyang bahagi sa mga malalaking tagumpay ng Islam sa Ehipto, Sham (Syria,Palestine,Jordan, Lebanon), Iraq, Basra at Persia, siya (r.a.) ay isang magiting at matapang at nabibilang sa mga pantas mula sa mga kasamahan ng Propeta (ﷺ), umabot ang kanyang ulat ng 2630 na Hadith. Siya ay naging isang magandang halimbawa sa pagsamba at kabanalan. Namatay siya sa Makkah sa taong ika-73 sa Hijri. sa edad na 86 na taong gulang.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (bilang: 1)**

1- Ang pagbigkas ng *As-Shahadatayn* (dalawang pagsasaksi) at pagtanggap dito ay nagtatagubilin ng pagtaguyod sa *Salah* (pagdarasal), pagbigay ng Zakat, pagsasagawa ng Hajj at pag-aayuno sa buwan ng Ramadan.

2- Hindi tanggap ang gawa maging ito'y naaayon sa mga katuruan ng Islam maliban kung

naisakatuparan ang *As-Shahadatayn* (dalawang pagsasaksi) na ito.

3- Ang pagkilala (o pagtanggap) sa *As-Shahadatayn* (dalawang pagsasaksi) ay nasasakop din nito ang kahulugan ng pagtalima sa anim na Haligi ng Pananampalataya.

4- Nararapat tanggapin ang Islam ng buo, nang walang paghahati sa pagitan ng mga saligan at katuruan nito.

**٢) عَنْ عُمَرَ بْنِ الْخَطَّابِ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ أَنَّ رَسُوْلَ اللَّهِ ﷺ قَالَ: "الْأَعْمَالُ بِالنِّيَّةِ, وَلِكُلِّ امْرِئٍ مَا نَوَى؛ فَمَنْ كَانَتْ هِجْرَتُهُ إِلَى اللّٰهِ وَرَسُوْلِهِ؛ فَهِجْرَتُهُ إِلَى اللّٰهِ وَرَسُوْلِهِ, وَمَنْ كَانَتْ هِجْرَتُهُ لِدُنْيَا يُصِيبُهَا, أَوِ امْرَأَةٍ يَتَزَوَّجُهَا؛ فَهِجْرَتُهُ إِلَى مَا هَاجَرَ إِلَيْهِ". (صحيح البخاري : ٥٤ ).**

2) Si Umar ibn Al-Khattab (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Katotohanan, ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Ang mga gawa ay nakabatay sa layunin, at ang bawa't tao ay (gagantimpalaan) ayon sa kanyang nilayon. Kaya't ang sinumang lumikas alang-alang sa Allah at sa Kanyang Sugo; ang kanyang

paglikas ay para sa Allah at sa Kanyang Sugo, at sinuman ang lumikas alang-alang sa makamundong bagay upang ito ay kanyang makamit, o alang-alang sa isang babae upang ito ay kanyang mapangasawa, magkagayon ang kanyang paglikas ay nakabatay sa kung ano ang kanyang layunin sa paglikas". Al-Bukhari: 54

**Ang nag-ulat ng Hadith (bilang: 2)**

Siya si Al-Faruq na ama ni Hafs, Umar ibn Al-Khattab mula sa angkan ng Quraish, siya ang ikalawa sa mga napatnubayang *Khalifa* (Humalili sa Propeta) na binansagang *Amirul Mu'mineen* (pinuno ng mga sumasampalataya), yumakap siya sa Islam anim na taon ang lumipas matapos na maging Sugo si Muhammad (ﷺ). Ang kanyang pagyakap sa Islam ay isang malaking tagumpay at biyaya para sa mga muslim, siya ay lumikas patungong Madinah at nasaksihan niya ang lahat ng labanan kasama ng Propeta (ﷺ). Ang Qur'an (rebelasyon) ay ibinababa kung minsan na sumasang-ayon sa kanyang opinyon, umabot ang kanyang ulat ng 537 na Hadith.

Hinirang siya ni Abu Bakr (r.a.) na kanyang kahalili nang siya ay mamatay taong ika-13 sa Hijri. Siya ang nagtala ng talaan ng mga karapatan at siya rin ang

gumawa ng kalendaryong Hijri, pinamumunuan niya ang mga tao nang makatarungan, siya (r.a.) ay pinaslang ni Abu Lu'lua Al-Majusi habang siya ay nagdarasal sa *Fajr* (madaling araw) taong ika-23 sa Hijri, at siya ay inilibing sa tabi ni Abu Bakr As-Siddiq (r.a.) kasama ng Sugo ng Allah (ﷺ) sa silid ni Aishah (r.a.) at tumagal ang kanyang pamumuno nang sampung taon at kalahati.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (bilang: 2 )**

1- Kailangang isaalang-alang ang mabuting layunin sa mga gawain upang mapagtanto ang gantimpala sa pagsagawa dito.

2- Ang kinalalagyan ng layunin ay sa puso, kaya hindi isinasatungkulin ang pagbigkas dito.

3- Ang katapatan sa Allah ay isa sa mga kondisyon ng pagtanggap sa gawain, sapagka't hindi tinatanggap ng Allah ang anumang gawain maliban kung ito ay maging wagas para sa Kanyang Marangal na Mukha at sumasang-ayon sa pamamaraan ng hinirang na Propeta (ﷺ).

4- Isinasatungkulin ang maging maingat sa pagpapakitang-tao at pagpaparinig.

٣) عَنْ عَبْدِ اللَّهِ بْنِ مَسْعُوْدٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللَّهِ ﷺ : "سِبَابُ الْمُسْلِمِ فُسُوقٌ, وَقِتَالُهُ كُفْرٌ". ( صحيح مسلم: ١١٦-(٦٤)).

3) Si Abdullah ibn Mas`ud (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Ang panlalait sa isang Muslim ay *Fusuq* (pagsuway sa Allah), at ang pakikipag-away sa kanya ay *Kufr* (kawalan ng pananampalataya)". Muslim: 116 – (64)

**Ang nag-ulat ng Hadith (bilang: 3)**

Siya si Abdullah ibn Mas'ud isa sa mga pantas at tanyag na *Sahabi*, siya ang pinakamahusay magbasa ng Qur'an sa mga Sahabah, umabot ang kanyang ulat ng 848 na Hadith at nasaksihan ang lahat ng labanan kasama ang Sugo (ﷺ) at pagkatapos ay nasaksihan ang labanan sa Al-Yarmuk sa Sham matapos ang kamatayan ng Sugo (ﷺ). Ipinadala siya ni Umar (r.a.) sa Kufa (Iraq) upang turuan ang mga tao doon ng mga katuruan ukol sa kanilang pananampalataya. At pagkatapos ay hinirang siya dito ni Uthman ibn Affan (r.a.) dito bilang pinuno at pagkaraan ay inutusan

siyang bumalik sa Madinah. Siya (r.a.) ay namatay sa Madinah taong ika- 32 sa Hijri. sa edad na mahigit 60 taong gulang at siya ay inilibing sa Al-Baqi`.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (bilang: 3)**

1- Ang mahigpit na babala sa panlalait, ito ay ang pagsabi ng isang lalaki ng; mayroon siyang ganito, o wala siyang ganito, na ang tinutukoy niya rito ay ang kapintasan nito.

2- Ang mahigpit na babala sa pakikipag-away; sapagka't ito ay humahantong sa pagpatay. Naunang binanggit ang panlalait bago ang pakikipag-away dahil ang kadalasan ay nangyayari ito una bago ang pag-aaway.

3- Ang paghihikayat sa pagtaglay ng mga magagandang katangian at paglayo mula sa anumang makasisira sa kagandahang-asal.

**٤) عَنْ عَبْدِ اللَّهِ بْنِ عَبَّاسٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُمَا أَنَّ النَّبِيَّ ﷺ نَهَى أَنْ يُتَنَفَّسَ فِي الْإِنَاءِ أَوْ يُنْفَخَ فِيهِ ". (جامع الترمذي: ١٨٨٨)، قال الترمذي: هذا حديث حسن صحيح.**

4) Si Abdullah ibn Abbas (Kalugdan nawa sila ng Allah) ay nag-ulat: "Katotohanang ipinagbabawal ng Propeta (ﷺ) ang huminga sa sisidlan o umihip dito". At-Tirmidhi: 1888

**Ang nag-ulat ng Hadith (bilang: 4)**

Siya si Abdullah ibn Abbas, isang tanyag na Sahabi, ang kanyang palayaw ay Abul Abbas, isa sa mga pantas ng mga Sahabah, isa rin sa mga matatalino sa sambayanang muslim at pinuno sa Tafseer (pagpapaliwanag ng Qur'an). Siya ay pinsang buo ng Sugo ng Allah (ﷺ), ipinanganak siya tatlong taon bago ang paglikas sa Madinah sa isang lugar ng Shi`b bago lisanin ito ng angkan ni Hashim at pagkatapos ay namalagi sa Propeta (ﷺ), kaya't marami siyang natutunan na kaalaman mula sa Propeta (ﷺ). Umabot ang kanyang ulat ng 1660 na Hadith, at siya'y 13 taong gulang pa lamang nang mamatay ang Sugo ng Allah (ﷺ).

Hinirang siya ni Ali ibn Abi Talib bilang pinuno ng Basra (sa Iraq), at siya (r.a.) ay namatay sa Taif taong

ika-68 Hijri. sa edad na 70 taong gulang at may nagsasabing 71 o 74 na taong gulang.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (bilang: 4)**

1- Ang paghihikayat sa pagsunod sa mga wastong paraang pangkalusugan sa pagkain at pag-inom.

2- Ang pagbabawal sa paghinga at pag-ihip ng mga pagkain at inumin, at ang pangangalaga sa kaayusan ng katawan at kalusugan.

3- Ang pagsasaalang-alang ng damdamin ng iba habang kumakain at pag-iwas sa bawat bagay na magdudulot sa kanila ng pandidiri.

**٥) عَنْ عَبْدِ اللَّهِ بْنِ مَسْعُوْدٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللَّهِ ﷺ : "إِنَّ لِلَّهِ مَلائِكَةً سَيَّاحِيْنَ فِي الْأَرْضِ يُبَلِّغُونِي مِنْ أُمَّتِي السَّلاَمَ". ( سنن النسائي: ١٢٨٢), هذا حديث صحيح.**

5) Si Abdullah ibn Mas`ud (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Katotohanang ang Allah ay may mga Anghel na umaaligid sa kalupaan upang ipaabot sa akin ang

pagbati ng *Salam* (kapayapaan) mula sa aking mga tagasunod". An-Nisai: 1282

**Ang nag-ulat ng Hadith (bilang: 5)**

*Nabanggit na ito sa ika- 3 na Hadith.*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (bilang: 5)**

1- Ang pagtalaga ng Allah ng mga anghel para sa Sugo (ﷺ) upang ipaabot sa kanya ang pagbati ng mga Muslim, lalaki't babae bilang parangal sa kanya (ﷺ).

2- Ang paghihikayat ng maraming pagbati sa ating Sugo na si Muhammad (ﷺ).

3- Ang madalas na pagbati sa Sugo na si Muhammad (ﷺ) ay sanhi ng pagkamit ng maraming kabutihan at pag-angat ng mga antas.

**٦) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ عَنِ النَّبِيِّ ﷺ قَالَ: "مَا أَسْفَلَ مِنَ الْكَعْبَيْنِ مِنَ الْإِزَارِ؛ فَفِي النَّارِ". ( صحيح البخاري: ٥٧٨٧).**

6) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat tungkol sa Propeta (ﷺ) na nagsabi: "Ang

nasa ibaba ng bukungbukong sa kababaan ng kasuutan ay sa Apoy (Impiyerno)". Al-Bukhari: 5787

**Ang nag-ulat ng Hadith (bilang: 6)**

Siya si Abu Hurairah Abdul Rahman ibn Sakh'r Ad-Dawsy Al-Yamani, isa sa taga ulat ng Islam. Binansagan siya ng Abu Hurairah (ama ng maliit na pusa) dahil lagi nang naglalaro ng pusa, siya ay nag-aalaga ng kambing para sa kanyang pamilya. Yumakap siya sa Islam taong ika-7 sa Hijri., taon ng pagtagumpay sa Khaybar, at pagkatapos ay namalagi siya sa Propeta (ﷺ) nang apat na taon. Laging kasama siya ng Propeta (ﷺ) kahit saan man siya naparoroon, siya ay nagsumikap at naging masigasig sa pag-aaral ng Hadith, kaya't naisaulo niya mula sa Propeta (ﷺ) ang maraming kaalaman; hanggang sa siya ang naitampok na may pinakamaraming naiulat na Hadith, na umabot ang kanyang ulat ng 5374 na Hadith at siya ay kabilang sa mga pantas ng Madinah. Siya ay namatay sa Madinah taong ika-57 Hijri. at siya ay inilibing sa Al-Baqi`.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (bilang: 6)**

1- Ang pagbabawal sa pagsuot ng mahahabang kasuutan na lampas ng bukung-bukong, at ang pagbabawal na ito ay para lamang sa mga kalalakihan at hindi saklaw nito ang mga kababaihan.

2- Ang paghihikayat na panghawakan ang tamang paraan ng mga kasuutan sa Islam.

3- Isinasatungkulin ang pag-iwas sa *Isbal* (pagsuot ng mahahabang kasuutan) sapagkat ito ay isang dahilan ng pagpasok sa Apoy (Impiyerno).

٧) عَنْ جَابِرٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ يَقُوْلُ: سَمِعْتُ النَّبِيَّ ﷺ يَقُوْلُ:" الْمُسْلِمُ مَنْ سَلِمَ الْمُسْلِمُوْنَ مِنْ لِسَانِهِ وَيَدِهِ". ( صحيح مسلم: ٦٥- (٤١)).

7) Si Jabir (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: "Aking narinig sa Propeta (ﷺ) na nagsasabi: "Ang Muslim ay siya na sa kanyang dila at kamay ay ligtas ang kapwa Muslim". Muslim: 65 – (41)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 7)**

Siya si Jabir ibn Abdullah Al-Ansari, isang dakilang Sahabi na nanumpa ng katapatan sa Propeta (ﷺ) sa gabi ng Al-Aqabah kasama ang kanyang ama, at isa rin siya sa nanumpa ng katapatan sa Propeta (ﷺ) sa tinaguriang Bai`atur Ridwan. Siya (r.a.) ay isa sa mga kinabibilangang may maraming ulat na Hadith at umabot ang ulat ng 1540 na Hadith at namatay noong ika-73 sa Hijri. at may nagsabing hindi sa taong ito.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 7)**

1- Ang babala sa pamiminsala ng mga tao maging sa anupamang paraan.

2- Tungkulin ng isang Muslim na igalang ang kanyang kapatid na Muslim at ipadama sa kanya ang pag-ibig, pagmamahal at pagtulong.

3- Ang pinakamainam sa mga Muslim ay siya na hindi nagdudulot sa iba ng anupamang kapinsalaan maging sa pamamagitan ng salita, gawa at ugali.

٨) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللَّه ﷺ : "قَالَ اللَّهُ تَبَارَكَ وَتَعَالَى: أَنَا أَغْنَى الشُرَكَاءِ عَنِ الشِّرْكِ, مَنْ عَمِلَ عَمَلاً أَشْرَكَ فِيهِ مَعِي غَيْرِيْ, تَرَكْتُهُ وَشِرْكَهُ". ( صحيح مسلم: ٤٦- (٢٩٨٥)).

8) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Ang Maluwalhating Allah at Kataas-taasan ay nagsabi: "Ako ang higit na masagana sa pangangailangan ng mga katambal. Sinuman ang gumawa ng isang bagay para sa kapakanan ng iba maliban sa Akin, siya at ang kanyang pagtatambal ay Aking iwawaksi ". Muslim: 46 – (2985)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 8)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith.*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 8)**

1- Kailangang iwasan ang *Shirk* (pagtatambal sa Allah) sa lahat ng uri at paraan nito.

2- Ang *Shirk* (pagtatambal sa Allah) ay nagpapawalang-saysay sa gawain at gantimpala nito,

sapagkat hindi tinatanggap ng Allah ang anumang gawa para sa kapakanan ng iba maliban sa Kanya.

3- Ang *Shirk* (pagtatambal sa Allah) ay kasalanang hindi pinatatawad ng Allah maliban kung nagbalik-loob ang gumagawa nito at nagsisi sa Allah nang tapat.

**٩) عَنْ عَائِشَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهَا زَوْجِ النَّبِيِّ ﷺ، عَنِ النَّبِيِّ ﷺ قَالَ: " إِنَّ الرِّفْقَ لاَ يَكُونُ فِي شَيْءٍ إِلاَّ زَانَهُ، وَلاَ يُنْزَعُ مِنْ شَيْءٍ إِلاَّ شَانَهُ ". ( صحيح مسلم: ٧٨- (٢٥٩٤)).**

9) Si Aishah (Kalugdan nawa siya ng Allah) na asawa ng Propeta (ﷺ) ay nag-ulat tungkol sa Propeta (ﷺ) na nagsabi: "Tunay na walang bagay na nalalagyan ng Kahinahunan kundi pinagaganda nito, at walang bagay na hinugot ito rito kundi pinapapangit nito". Muslim: 78 – (2594)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 9)**

Siya ang isa sa tinaguriang *Ummul Mu'mineen* (ina ng mga sumasampalataya) na si Aishah, anak na babae ni Abu Bakr (r.a.), pinakasalan siya ng Propeta (ﷺ) bago ang paglikas (*Hijrah*) at naangkin niya ito sa

Madinah sa edad na 9 na taong gulang at namatay ang Propeta (ﷺ) na ang kanyang edad ay 18 taong gulang. Siya (si Aishah) ang pinakamatalino sa mga tao noon sa kanyang kapanahunan, pinakamaalam at may pinakamagandang opinyon, siya ay naging isang halimbawa sa kabutihang-loob at bukas-palad. Nakapag-ulat mula sa Sugo ng Allah (ﷺ) ng maraming Hadith at umabot ang kanyang ulat ng 2210 na Hadith.

Siya (r.a.) ay namatay sa Madinah, Martes ng gabi, ika- 17 sa buwan ng Ramadan o Shawwal sa taong ika-57 o 58 sa Hijri., nagsagawa ng *Salah* (pagdarasal) para sa kanya si Abu Hurairah (r.a.) at siya ay inilibing sa Al-Baqi`.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 9)**

1- Ang kahinahunan ay isa sa mga pamamaraan ng *Da`wah* (pangangaral), edukasyon, pagtuturo at pakikitungo sa iba.

2- Ang kahinahunan ay nagdadala ng kabutihan at ang kalupitan ay nagdadala ng kasamaan.

3- Kailangang maging kaugalian ang kahinahunan, sapagkat pinapaganda nito ang lahat ng bagay.

١٠) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللَّهِ ﷺ : " مَنْ حَلَفَ عَلَى يَمِينٍ, فَرَأَى غَيْرَهَا خَيْرًا مِنْهَا, فَلْيَأْتِ الَّذِي هُوَ خَيْرٌ, وَلْيُكَفِّرْ عَنْ يَمِينِهِ ". ( صحيح مسلم: ١٣- (١٦٥٠)).

10) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Sinuman ang sumumpa ng isang panunumpa at nakatagpo siya ng iba na higit na mabuti kaysa rito, magkagayon gawin niya yaong higit na mabuti, at magbayad sala siya sa kanyang panunumpa". Muslim: 13 – (1650)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 10)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith.*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 10)**

1- Ang dapat balikan ay kung ano ang mabuti at madali, at umiwas sa mahirap na bagay.

2- Sinumang nanumpa at pagkatapos ay sinira niya (sinalungat) ang kanyang sinumpaan, magkagayon

tungkulin niyang magbayad-sala sa kanyang sumpa, at ito ay batay sa sinabi ng Allah: {Hindi kayo papanagutin ng Allah sa inyong mga panunumpa na hindi ninyo sinasadya (walang katuturan), datapuwa't papanagutin kayo sa mga panunumpa na inyong sinasadya; kaya't ang katumbas na kabayaran nito ay magpakain ng sampung mahirap, sa sukat na kung ano ang katamtaman na inyong ipinakakain sa inyong sariling pamilya; o sila ay bihisan ninyo; o magpalaya ng isang alipin. Datapuwa't sinuman ang hindi makatagpo (ng isa sa tatlong ito), siya ay nararapat na mag-ayuno ng tatlong araw. Ito ang kabayaran ng inyong mga panunumpa kung kayo ay nakapanumpa, kaya't pakaingatan ninyo ang inyong mga panunumpa. Sa ganito ginagawa ng Allah na maging maliwanag sa inyo ang Kanyang mga Tanda, upang kayo ay magkaroon ng utang na loob ng pasasalamat (sa Kanya)} Al-Maidah (5): 89.

3- Ang hindi pagpaparami ng sumpa upang ang bagay na maluwag (madali) ay hindi maging masikip (mahirap).

١١) عَنْ أَنَسٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قالَ سُئِلَ النَّبِيُّ ﷺ عَنِ الْكَبَائِرِ قَالَ: "الإِشْرَاكُ بِاللَّهِ, وَعُقُوقُ الوَالِدَيْنِ, وَقَتْلُ النَّفْسِ, وَشَهَادَةُ الزُّوْرِ". ( صحيح البخاري: ٢٦٥٣).

11) Si Anas (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: May nagtanong sa Propeta (ﷺ) tungkol sa malalaking kasalanan. Siya ay nagsabi: "Ang pagtatambal sa Allah, ang pang-aabuso sa mga magulang, ang pagkitil ng buhay, at ang huwad na pagsasaksi (*Shahadat Az-Zur*)". Al-Bukhari: 2653

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 11)**

Siya si Abu Hamzah, Anas ibn Malik Al-Ansari, tagapaglingkod ng Sugo ng Allah (ﷺ), ipinanganak siya sa Madinah bago maganap ang paglikas (*Hijrah*) nang sampung taon, siya ay yumakap sa Islam sa murang edad, at nanatili sa piling ng Propeta (ﷺ), pinagsilbihan niya ng sampung taon at namalagi sa kanya hanggang sa kamatayan ng Propeta (sumakanya nawa ang pagpapala at kapayapaan), at pagkatapos ay naglakbay siya patungong Damascus at mula dito ay nagtungo naman sa Basra. Siya ay

nakapag-ulat ng maraming Hadith at umabot ang kanyang ulat ng 2286 na Hadith at siya (r.a.) ay namatay sa Basra taong  ika-93 sa Hijri. matapos na humigit ang kanyang edad ng 100 taong gulang.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 11)**

1- Ang mahigpit na babala sa pagkakasadlak sa ganitong mga kasalanan, sapagka't ang mga ito ay kabilang sa mga mabibigat na kasalanan.

2- Ang mga ito ay naibibilang sa pinakamalaking mga kasalanan, sapagka't ito ay nagdudulot ng malalaking kasiraan sa paniniwala, sa batas, sa kaugalian at sa lipunan, at gayundin ito ay nakapagpapahamak.

3- Katotohanan ang mga malalaking kasalanan ay sumisira sa ugnayan ng tao sa kanyang Panginoon, sa kanyang pamilya at pamayanan, kaya siya ay mananatiling sawi sa mundong ito at sa kabilang-buhay maliban kung siya ay nagbalik-loob sa Allah nang tapat.

١٢) عَنْ سَهْلِ بْنِ سَعْدٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ عَنْ رَسُولِ اللَّهِ ﷺ قَالَ: "مَنْ يَضْمَنْ لِيْ مَا بَيْنَ لَحْيَيْهِ, وَمَا بَيْنَ رِجْلَيْهِ, أَضْمَنْ لَهُ الْجَنَّةَ". (صحيح البخاري: ٦٤٧٤).

12) Si Sahl ibn Sa`d (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat tungkol sa Sugo ng Allah (ﷺ) na nagsabi: "Sinuman ang nagbigay sa akin ng garantiya para sa kaligtasan ng nasa pagitan ng kanyang mga panga at sa kung ano ang nasa pagitan ng kanyang mga paa (hita), Igagarantiya ko sa kanya ang Paraiso". Al-Bukhari: 6474

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 12)**

Siya si Abu Al-Abbas, Sahl ibn Saad As-Sa`idi Al-Ansari, siya ay isa sa mga tanyag na Sahabah, at mayroon siyang naitala sa mga aklat ng Hadith na 188 Hadith. Nang mamatay ang Sugo ng Allah (ﷺ) siya ay nasa edad na 15 taong gulang pa lamang, at siya (r.a.) ay namatay sa Madinah taong ika- 91 o 88 sa Hijri.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 12)**

1- Ang paghihiyakat sa pagpapairal ng magagandang asal sa lahat ng panahon, kalagayan at komunidad.

2- Ang pangangalaga sa bibig at ari sa pagkakasadlak sa ipinagbabawal ay isang paraan ng pagpasok sa Paraiso at kaligtasan sa Apoy (Impiyerno).

3- Kailangang pangalagaan ang bibig at ari maliban sa kung ano ang pinahintulutan dito ng Allah mula sa mga salita, gawa at mga kaugnayan.

١٣) عَنْ حُذَيْفَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: سَمِعْتُ رَسُوْلَ اللَّهِ ﷺ يَقُوْلُ: " لاَ يَدْخُلُ الجَنَّةَ نَمَّامٌ". ( صحيح مسلم: ١٦٨- (١٠٥)).

13) Si Hudhaifah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Nadinig ko sa Sugo ng Allah (ﷺ) na nagsasabi: "Hindi makapapasok sa Paraiso ang isang mapanirang puri sa kapwa". Muslim: 168 – (105)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 13)**

Siya si Huzaifah ibn Al-Yaman ibn Husayl Al-Abasi, isa sa mga katangi-tangi na Sahabi at matapang, mayroon siyang malaking naibahagi sa pagsakop sa mga bansa, at siya ang nakakaalam sa lihim ng Sugo

ng Allah (ﷺ). Umabot ang kanyang ulat ng 255 na Hadith, at siya ay lumahok sa labanan ng Al-Khandaq at sa iba pang mga labanan pagkatapos nito. Si Huzaifah ay may mataas na katayuan at antas sa Sugo ng Allah (ﷺ), at siya ay namatay (r.a.) sa taong ika-36 sa Hijri. sa Iraq.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 13)**

1- Ang paninirang-puri ay isang pangit na katangian, nagpapalaganap ng away at poot sa pagitan ng mga tao.

2- Ang kasamaan ng paninirang-puri ay talamak, inilalagay nito ang komunidad sa pagkabahala at kaguluhan.

3- Ang mapanirang-puri na pinapahintulutan ang paninirang-puri ay hindi makapapasok ng Paraiso.

١٤) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ أَنَّ رَسُوْلَ اللَّهِ ﷺ قَالَ : "حُجِبَتِ النَّارُ بِالشَّهَوَاتِ, وَحُجِبَتِ الْجَنَّةُ بِالْمَكَارِهِ". (صحيح البخاري: ٦٤٨٧).

14) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Katotohanang ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Ang Apoy (ng Impiyerno) ay napapaligiran ng lahat ng uri ng nakakahalinang bagay at ang Paraiso ay napapaligiran ng lahat ng uri ng di-kanais-nais na bagay". Al-Bukhari: 6487

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 14)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith.*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 14)**

1- Katotohanan ang Impiyerno ay napapalibutan ng mga ipinagbabawal gaya ng mga kasalanan at pagkakasala.

2- Tunay na ang pagpasok sa Impiyerno ay madali sa sinumang ginugugol ang kanyang buhay sa mga sariling-kagustuhan mula sa mga kasalanan at ipinagbabawal.

3- Katotohanan ang Paraiso ay hindi makakamit maliban sa pamamagitan ng pagtangkilik (pagsagawa) ng mga katuruan ng Islam at sa pagsasagawa sa mga kahilingan nito.

4- Walang kaligtasan sa Apoy (Impiyerno) maliban sa pamamagitan ng pag-iwas sa mga kasalanan.

١٥) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ أَنَّ رَسُوْلَ اللَّهِ ﷺ قَالَ: " لَا يَدْخُلُ الجَنَّةَ مَنْ لَا يَأْمَنُ جَارُهُ بَوَائِقَهُ" . ( صحيح مسلم: ٧٣- (٤٦)).

15) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Katotohanan, ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Hindi makapapasok sa Paraiso ang sinumang hindi ligtas ang kanyang kapitbahay sa kanyang kasamaan". Muslim: 73 – (46)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 15)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith.*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 15)**

1- Ang babala laban sa panggugulo ng kapitbahay at sa pamilya nito sa anumang paraan at pamamaraan.

2- Ang paghihikayat sa paggalang ng kapitbahay at pamilya nito, at ito ay isa sa mga dahilan ng kaligtasan sa Apoy (Impiyerno).

3- Ang pagpigil ng kasamaan laban sa mga kapitbahay ay kabilang sa kaganapan ng pananampalataya at kamaharlikahan ng asal.

4- Ang pagdudulot ng pinsala (kasamaan) sa kapit-bahay ay naghahatid tungo sa kawalan ng pananampalataya at pagsuway na karapat-dapat patawan ng parusa sa Apoy (Impiyerno).

١٦) عَنْ عَبْدِ اللَّهِ بْنِ مَسْعُوْدٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ عَنِ النَبِيِّ ﷺ قَالَ: " لاَ يَدْخُلُ الجَنَّةَ مَنْ كَانَ فِي قَلْبِهِ مِثْقَالُ ذَرَّةٍ مِنْ كِبْرٍ".( صحيح مسلم: ١٤٩- (٩١)).

16) Si Abdullah ibn Mas`ud (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat tungkol sa Propeta (ﷺ) na nagsabi: "Hindi makapapasok sa Paraiso ang sinumang may

pagmamalaki sa kanyang puso kahit kasing timbang ng isang napakaliit na langgam". Muslim: 149 – (91)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 16)**

*Nabanggit na ito sa ika- 3 na Hadith.*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 16)**

1- Ang pagbabawal sa pagmamalaki at babala laban dito. Ang pagmamalaki ay: ang hindi pagtanggap ng katotohanan at paghamak sa mga tao.

2- Ang pagmamalaki ay hindi kaaya-aya sa lahat ng kalagayan at panahon, at ang taong mapagmalaki ay hindi makapapasok sa Paraiso.

3- Ang pagpapakumbaba at pagtanggap ng katotohanan ay kabilang sa mga katangian ng mga matatapat na sumasampalataya at ang pagmamalaki ay kabilang sa mga katangian ni Iblis (Satanas).

١٧) عَنْ جَابِرِ بْنِ عَبْدِ اللَّهِ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُمَا قَالَ: سَمِعْتُ رَسُوْلَ اللَّهِ ﷺ يَقُولُ: "مَنْ لَقِيَ اللَّهَ لاَ يُشْرِكُ بِهِ شَيْئاً دَخَلَ الجَنَّةَ, وَمَنْ لَقِيَهُ يُشْرِكُ بِهِ دَخَلَ النَّارَ". ( صحيح مسلم: ١٥٢- (٩٣)).

17) Si Jabir ibn Abdullah (Kalugdan nawa sila ng Allah) ay nag-ulat, siya ay nagsabi: Nadinig ko sa Sugo ng Allah (ﷺ) na nagsasabi: "Ang sinumang makatagpo ang Allah nang hindi nagtatambal sa Kanya ng anupaman, siya ay makapapasok sa Paraiso, datapuwa't ang sinumang makatagpo Siya na nagtatambal sa Kanya, siya ay papasok sa Impiyerno". Muslim: 152 – (93)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 17)**

*Nabanggit na ito sa ika- 7 na Hadith.*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 17)**

1- Ang pagtaguyod sa Kaisahan ng Allah at ang pagsamba sa Kanya lamang nang walang pagtatambal ay dahilan ng pagpasok sa Paraiso.

2- Ang *Shirk* (pagtatambal sa Allah) ay dahilan ng pagpasok sa Apoy (Impiyerno).

3- Ang paghihikayat sa *Tawheed* (Kaisahan ng Allah) at pagbigay-babala sa *Shirk* (pagtatambal sa Allah).

١٨) عَنِ العَبَّاسِ بْنِ عَبْدِ الْمُطَّلِبِ أَنَّهُ سَمِعَ رَسُوْلَ اللَّهِ ﷺ يَقُوْلُ:" ذَاقَ طَعْمَ الإِيمَانِ مَنْ رَضِيَ بِاللَّهِ رَبّاً, وَبِالإِسْلاَمِ دِيناً, وَبِمُحَمَّدٍ رَسُولاً".(صحيح مسلم: ٥٦- (٣٤)).

18) Si Al-Abbas ibn Abdul Muttalib ay nag-ulat: Kanyang nadinig sa Sugo ng Allah (ﷺ) na nagsasabi: "Sinumang malugod na ang Allah ang Siyang Panginoon, Islam ang pananampalataya, at si Muhammad ay Sugo, malalasap niya ang tamis ng pananampalataya". Muslim: 56 – (34)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 18)**

Siya si Abu Al-Fadl Al-Abbas ibn Abdulmuttalib ibn Hashim mula sa angkan ng Quraish, tiyuhin ng Sugo ng Allah (ﷺ), ipinanganak sa Makkah bago ang taon ng Elepante nang tatlong taon, siya ay isang pinuno sa lipi ng mga Quraish, nasaksihan niya ang ikalawang *Bai`atul Aqabah* na kasama ang Sugo ng Allah (ﷺ), nasaksihan din niya ang labanan sa Bad'r kasama ang mga *Mushrik* (pagano), at pagkatapos ay bumalik siya

sa Makkah, yumakap siya sa Islam at inilihim ito, at di-kalaunan ay lumikas siya patungong Madinah bago maganap ang pagsakop (sa Makkah). Namatay siya (r.a.) sa buwan ng Ramadan taong ika-32 sa Hijri. at may nakapagsabing hindi sa taon na ito at siya ay inilibing sa Al-Baqi`.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 18)**

1- Ang paghihikayat sa pagkalugod na ang Allah ang Siyang Panginoon, Islam ang pananampalataya at si Muhammad ay Sugo (ﷺ).

2- Kapag pumasok sa puso ang lasa ng pananampalataya at tamis nito, magiging magaan (madali) ang pagsasagawa sa mga kahilingan ng katuruan ng Islam.

3- Nagiging matamis lamang ang pananampalataya sa pamamagitan ng paglasap sa mga gawang pagsunod at pagkalugod dito.

١٩) عَنْ أُمِّ حَبِيبَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهَا زَوْجِ النَّبِيِّ ﷺ تَقُوْلُ: سَمِعْتُ رَسُوْلَ اللَّهِ ﷺ يَقُوْلُ :" مَنْ صَلَّى اثْنَتَيْ عَشْرَةَ رَكْعَةً فِي يَوْمٍ وَلَيْلَةٍ بُنِيَ لَهُ بِهِنَّ بَيْتٌ فِي الْجَنَّةِ". (صحيح مسلم: ١٠١- (٧٢٨)).

19) Si Ummu Habibah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ang asawa ng Propeta (ﷺ) ay nag-ulat: Nadinig ko sa Sugo ng Allah na nagsasabi: "Sinuman ang nagsagawa ng Salah nang labing dalawang Rak`ah sa araw at gabi, siya ay patatayuan ng isang tahanan sa Paraiso nang dahil sa mga ito". Muslim: 101 – (728)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 19)**

Siya si Ummu Habibah Ramlah bintu Abu Sufyan ibn Harb (r.a.), na tinagurian ding *Ummul Mu'mineen* (ina ng mga sumasampalataya), siya ay kapatid ni Muawiyah (r.a.), ipinanganak siya bago ang pagsugo kay Propeta Muhammad (ﷺ) nang 17 taon, siya ay kabilang sa mga may angking mainapoy na opinyon at kahinahunan, pinakasalan siya ng Propeta (ﷺ) sa pamamagitan ng ahensiya ni Khalid ibn Said ibn Al-`As, nang siya noon ay nasa Ethiopia matapos talikuran ng kanyang asawa na si Ubaidullah ibn Jahsh ang Islam, at pagkatapos ay ipinaubaya kay An-

Najashi – ang Hari ng Ehtiopia – ang basbas ng pag-aasawa ng Propeta (ﷺ) sa kanya, at nagbigay sa kanya si An-Najashi ng 400 Dinar bilang dote ng Propeta (ﷺ) at ito'y naganap sa taong ika-7 sa Hijri. at may nakapagsabing sa ika-6 sa Hijri. at mayroon siyang naitala na 65 Hadith sa mga aklat ng Sunnah. Siya ay namatay (r.a.) sa Madinah taong ika-44 sa Hijri. at may nagsabing hindi sa taon na ito at siya ay inilibing sa Al-Baqi`.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 19)**

1- Ang pagpapahayag sa kahigtan ng *Sunan Ar-Rawatib*, ito ay: Apat na *Rak`ah* (tayo) bago ang dasal sa *Dhuh'r* (tanghaling-tapat) at dalawang Rak`ah pagkatapos nito, Dalawang Rak`ah pagkatapos ng dasal sa *Magrib* (takip-silim), Dalawang Rak`ah pagkatapos ng dasal sa `Isha (gabi) at dalawang Rak`ah bago ang dasal sa Fajr (madaling araw).

2- Ang paghihikayat sa *Sunan Ar-Rawatib* (mga kusang-loob na pagdarasal) at ang magandang pagbabalita tungkol sa Paraiso sa sinumang nangalaga sa pagsasagawa nito.

3- Isinabatas ang *Sunan Ar-Rawatib* upang lalo pang mag-ibayo ang pananampalataya ng isang sumasampalataya at magkaroon siya ng pagkakataong mapalapit sa Allah sa pamamagitan nito.

**٢٠) عَنْ أُمِّ حَبِيبَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهَا تَقُوْلُ: سَمِعْتُ رَسُوْلَ اللَّهِ ﷺ يَقُوْلُ: "مَنْ حَافَظَ عَلَى أَرْبَعِ رَكَعَاتٍ قَبْلَ الظُّهْرِ، وَأَرْبَعٍ بَعْدَهَا، حَرَّمَهُ اللَّهُ عَلَى النَّارِ". (جامع الترمذي: ٤٢٨ )، قال الترمذي: هذا حديث حسن صحيح.**

20) Si Ummu Habibah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-uulat: Nadinig ko sa Sugo ng Allah (ﷺ) na nagsasabi: "Sinuman ang nangalaga sa apat na Rak`ah bago ang Salah sa *Dhuhr* at apat na Rak`ah pagkatapos nito, siya ay ipagkakait ng Allah sa Impiyerno". At-Tirmidhi: 428

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 20)**

*Nabanggit na ito sa ika- 19 na Hadith.*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 20)**

1- Ang paghihimok sa pangangalaga sa apat na Rak`ah (tayo) bago ang dasal sa Dhuh'r at apat na Rak`ah pagkatapos nito.

2- Ang mga kusang-loob na pagsamba ay kabilang sa mga dahilan ng pagiging malapit sa Allah.

3- Ang magandang pagbabalita tungkol sa kaligtasan sa Apoy (Impiyerno), sa sinumang nagsasagawa ng mga dasal na ito nang may kasamang pagpapatupad sa mga katuruan ng Islam.

٢١) عَنْ جَابِرٍ رَضِيَ اللّٰهُ عَنْه قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللّٰهِ ﷺ :" إِذَا قَضَى أَحَدُكُمُ الصَّلاَةَ فِي مَسْجِدِهِ؛ فَلْيَجْعَلْ لِبَيْتِهِ نَصِيباً مِنْ صَلاَتِهِ؛ فَإِنَّ اللَّهَ جَاعِلٌ فِي بَيْتِهِ مِنْ صَلاَتِهِ خَيْراً ". ( صحيح مسلم : ٢١٠- (٧٧٨)).

21) Si Jabir (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Kapag nakapagsagawa na ang isa sa inyo ng Salah sa kanyang *Masjid* (bahay dasalan), maglaan siya ng ilang bahagi ng kanyang Salah sa kanyang tahanan; sapagka't tunay na magtatakda ang Allah ng

kabutihan sa kanyang tahanan mula sa Salah na ito". Muslim: 210 – (778)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 21)**

*Nabanggit na ito sa ika- 7 na Hadith.*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 21)**

1- Ang paghihikayat sa pagsasagawa ng *Salah* na kusang-loob at *Sunan Ar-Rawatib* (ang 12 na Rak`ah bago at pagkatapos ng ubligadong Salah) sa tahanan.

2- Ang tuloy-tuloy na pagtaguyod ng tahanan sa pamamagitan ng pagsasagawa ng mga *Salah* na kusang-loob ay isang dahilan sa pagkatigib nito ng kabutihan at biyaya.

3-Ang tahanan sa Islam ay isang lugar ng pananahanan, pinagsasanayan ng pagsamba, pagsunod at edukasyon.

**٢٢) عَنْ أَبِي قَتَادَةَ بْنَ رِبْعِيٍّ الْأَنْصَارِيِّ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ النَّبِيُّ ﷺ : "إِذَا دَخَلَ أَحَدُكُمْ الْمَسْجِدَ؛ فَلَا يَجْلِسْ حَتَّى يُصَلِّيَ رَكْعَتَيْنِ". (صحيح البخاري: ١١٦٣).**

22) Si Abu Qatadah ibn Rib`iy Al-Ansari (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Propeta (ﷺ) ay nagsabi: "Kapag ang isa sa inyo ay pumasok ng *Masjid* (bahay dalanginan), huwag muna siyang umupo hangga't hindi siya nakapagsagawa ng dalawang *Rak`ah* (*Tahiyyatul Masjid*)". Al-Bukhari: 1163

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 22)**

Siya si Abu Qatadah ibn Rabe`i Al-Ansari, isa sa mga dakilang *Sahabi*, mayroon siyang bahagi sa paglahok sa mga digmaan at labanan, at siya ang nagbabantay noon sa Propeta (ﷺ) at inaalagaan niya sa paglalakbay. Ipinadala siya ni Umar ibn Al-Khattab (r.a.) bilang pinunong hukbo para labanan ang mga Persia at napaslang niya ang kanilang Hari sa kanyang mga kamay. Nagkakaiba ang mga ulat sa lugar at petsa ng kanyang kamatayan, may nagsasabing namatay siya (r.a.) sa Kufa (Iraq) taong ika-38 sa Hijri. at nag-alay ng *Salah* para sa kanya si Ali ibn Abi Talib (r.a.), at mayroon ding nagsasabing namatay siya sa

Madinah taong ika-54 sa Hijri. at mayroon ding nagsasabing bukod dito.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 22)**

1- Kabilang sa mga magagandang asal sa pagpasok sa *Masjid* ay ang pagsasagawa ng isang Muslim ng Salah na binubuo ng dalawang Rak`ah (*Tahiyyatul Masjid*) bago tuluyang umupo, maging sa araw ng Biyernes o habang isinasagawa ang *Khutbah* (talumpati).

2- Kapag inumpisahan na ang sama-samang pagdarasal (*Salatul Jama`ah*), dapat sa isang Muslim ay sumabay na sa naturang pagdarasal at hindi na siya magpakaabala para magdasal nang mag-isa.

3- Kailangang bigyang-halaga ang Salah na ito bago tuluyang umupo sa Masjid.

**٢٣) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللّٰهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللّٰهِ ﷺ : "مَنْ تَوَضَّأَ فَأَحْسَنَ الْوُضُوءَ, ثُمَّ أَتَى الْجُمُعَةَ؛ فَاسْتَمَعَ وَأَنْصَتَ؛ غُفِرَ لَهُ مَا بَيْنَهُ وَبَيْنَ الْجُمُعَةِ, وَزِيادَةُ ثَلاَثَةِ أَيَّامٍ, وَمَنْ مَسَّ الْحَصَى؛ فَقَدْ لَغَا".**

**(صحيح مسلم :٢٧- (٨٥٧)).**

23) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Ang sinumang nagsagawa ng *Wudu'* (paghuhugas) at pinahusay ito, pagkatapos ay nagtungo sa pang-biyernes na dasal, taimtim na nakikinig (ng sermon) at nanatiling tahimik, ang kanyang (maliliit na) mga kasalanan sa pagitan ng Biyernes na ito at ng kasunod nitong Biyernes ay patatawarin sa kanya, na may kasama pang tatlong araw na dagdag; at sinumang humaplos ng graba (maliit na bato); tunay na siya ay naabala". Muslim: 27 – (857)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 23)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 23)**

1- Ang paghihikayat sa kalubusan ng *Wudu'* sa dasal ng *Jumu`ah*, sa pag-unawa ng pangaral (*Khutbah*), at pagtaguyod ng *Ibaadah* (pagsamba) sa puso at katawan nang ganap na kataimtiman at kapanatagan.

2- Ang kahigtan ng dasal sa *Jumu`ah* at pagpapawi nito sa mga maliliit na kasalanan.

3- Ang pagbabawal sa mga gawa at salitang walang katuturan, at anumang nakakaabala sa isipan at puso habang isinasagawa ang *Khutbah*, tulad halimbawa ng: Paghawak ng bato o pagpapakaabala sa ilong, kasuutan, balbas o karpet at mga katulad nito.

٢٤) عَنْ عَبْدِ اللّٰهِ بْنِ عُمَرَ رَضِيَ اللّٰهُ عَنْهُمَا قَالَ: "كَانَ النَّبِيُّ ﷺ يُصَلِّي مِنَ اللَّيْلِ مَثْنَى مَثْنَى، وَيُوتِرُ بِرَكْعَةٍ، وَيُصَلِّي الرَّكْعَتَيْنِ قَبْلَ صَلَاةِ الْغَدَاةِ، وَكَأَنَّ الْأَذَانَ بِأُذُنَيْهِ". ( أَيْ بِسُرْعَةٍ) أَيْ: يُخَفِّفُهُمَا.
(صحيح البخاري :٩٩٥ ).

24) Si Abdullah ibn Umar (Kalugdan nawa sila ng Allah) ay nag-ulat; siya ay nagsabi: "Nakaugalian ng Propeta (ﷺ) na magsagawa ng Salah sa gabi na binubuo ng tig-dadalawang Rak`ah, at tinatapos ito sa pamamagitan ng isang Rak`ah (*Witr*). Gayundin na siya ay nagsasagawa ng dalawang Rak`ah bago ang Salah sa madaling araw (*Fajr*), isinasagawa niya ito na para bang ang *Iqamah* ay madidinig na niya sa kanyang mga tainga". (Ibig sabihin ay mabilis): pinaiigsi niya ito. Al-Bukhari: 995

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 24)**

*Nabanggit na ito sa unang Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 24)**

1- Ang Salah sa gabi na kusang-loob ay katulad sa alituntunin ng Salah sa araw na binubuo ng tig-dadalawang Rak`ah.

2- Ang pinakamababang bilang ng *Witr* (huling Salah sa gabi) ay isang *Rak`ah* (tayo), kaya maaaring isagawa ng isang Muslim ang *Witr* ng isang Rak`ah na hiwalay sa dasal na una rito sa pamamagitan ng *Tasleem* (o pagsambit ng *Assalamu alaikum warah matullah*), bilang pagsunod sa Sugo ng Allah (ﷺ).

3- Ang maging maagap sa pagsasagawa ng dalawang Rak`ah bago ang Salah sa Fajr at pagpapaikli nito, ang dalawang Rak`ah na ito ay tinaguriang *Sunnah Ratibah* na isinasagawa bago ang Salah sa Fajr.

**٢٥) عَنْ أَبِيْ مُوسَى الأَشْعَرِيِّ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ عَنِ النَّبِيِ ﷺ قَالَ: "إِنَّ اللَّهَ عَزَّ وَجَلَّ يَبْسُطُ يَدَهُ بِاللَّيْلِ لِيَتُوْبَ مُسِيءُ النَّهَارِ, وَيَبْسُطُ يَدَهُ بِالنَّهَارِ؛ لِيَتُوْبَ مُسِيءُ اللَّيْلِ, حَتَّى تَطْلُعَ الشَّمْسُ مِنْ مَغْرِبِهَا". (صحيح مسلم :٣١- (٢٧٥٩))**

25) Si Abu Musa Al-Ash`ariy (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat tungkol sa Propeta (ﷺ) na nagsabi: "Katotohanang iniuunat ng Makapangyarihang Allah at Kapita-pitagan ang Kanyang Kamay sa gabi upang makapagbalik-loob ang nagkakasala sa araw, at iniuunat ang Kanyang Kamay sa araw; upang makapagbalik-loob ang nagkakasala sa gabi hanggang sa sumikat ang araw mula sa nilulubugan nito". Muslim: 31 – (2759)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 25)**

Siya si Abu Musa Abdullah ibn Qais ibn Salim Al-Ash`ari Al-Yamani, siya ay dumating sa Makkah at di-naglaon ay yumakap sa Islam at pagkatapos ay bumalik sa Yemen at nagtungo sa Ethiopia, at pagkaraan ay nagtungo sa Madinah pagkatapos ng tagumpay sa Khaybar, lumahok siya sa *Jihad* at mga labanan, siya ang may pinakamagandang boses sa pagbasa ng Qur'an sa mga Sahabah, siya ay masigasig sa pagsamba, may angking kaalaman at katalinuhan, at umiiwas sa karangyaan ng buhay. Siya (r.a.) ay namatay taong ika-44 sa Hijri. sa Kufa o sa Madinah, at may nagsasabing hindi ito ang taon ng kanyang pagkamatay.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 25)**

1- Ang paghihikayat sa kawagasan ng pagsisisi sa anumang oras ng gabi at araw.

2- Ang pagiging maagap sa pagsisisi, sapagkat hindi alam ng tao kung kailan dumatal sa kanya ang kamatayan.

3- Ang pintuan ng pagsisisi ay bukas hangga't hindi sumisikat ang araw sa kanluran, nang sa gayon ay may pagkakataon ang tao na magbalik-loob at kumalas sa kasalanan, at bumalik sa landas ng patnubay, katumpakan at kaligayahan.

4- Ang kalawakan ng habag ng Allah sa pagtanggap ng pagsisisi, kaya dapat ay magbalik-loob ang taong Muslim bago lumantad ang mga tanda ng kanyang kamatayan, tulad ng pag-aagaw buhay na kapag napagtanto na ito ang pagsisisi ay hindi na tatanggapin.

٢٦) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللَّهِ ﷺ :" مَنْ لَمْ يَدَعْ قَوْلَ الزُّورِ وَالْعَمَلَ بِهِ؛ فَلَيْسَ لِلَّهِ حَاجَةٌ فِيْ أَنْ يَدَعَ طَعَامَهُ وَشَرَابَهُ " . ( صحيح البخاري : ١٩٠٣).

26) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Ang sinumang di iwaksi ang pagsasalita ng kasinungalingan at ang paggawa batay dito, magkagayon ang Allah ay walang pakialam sa pagtalikod nito sa kanyang pagkain at inumin". Al-Bukhari: 1903

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 26)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 26)**

1- Nararapat sa isang Muslim na taglayin ang magagandang asal at iwasan ang masasamang lihim at ugali.

2- Ang pagbigay-babala sa isang Muslim sa pagkawalang-saysay ng pag-aayuno at gantimpala

nito kung hindi niya iwaksi ang pagsisinungaling at paggawa batay dito habang siya'y nag-aayuno.

3- Kabilang sa kahulugan ng pag-aayuno ay ang pag-iwas sa panlilibak, paninirang-puri, kasinungalingan, pagkakanulo at magaspang na ugali, gayundin ang paglayo mula sa mga lugar na may masamang epekto sa pag-uugali at gawain.

٢٧) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللّٰهِ ﷺ :" مَنْ نَسِيَ وَهُوَ صَائِمٌ؛ فَأَكَلَ أَوْ شَرِبَ؛ فَلْيُتِمَّ صَوْمَهُ؛ فَإِنَّمَا أَطْعَمَهُ اللَّهُ وَسَقَاهُ". (صحيح مسلم : ١٧١- (١١٥٥)، ومثله في صحيح البخاري:٦٦٦٩).

27) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Sinuman ang nakalimot habang siya ay nag-aayuno, at siya ay nakakain o nakainom; sa gayon marapat niyang ipagpatuloy ang kanyang pag-aayuno; sapagka't tunay na siya ay pinakain ng Allah at pinainom". Muslim: 171 – (1155)/ Al-Bukhari: 6669

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 27)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 27)**

1- Ang Islam ay isang mahabaging pananampalataya, kaya't pinalalampas ng Allah ang anumang sala na nagawa ng isang Muslim sanhi ng pagkalimot, kaya kapag ang isang nag-aayuno ay kumain o uminom sanhi ng pagkalimot; sa gayon ang kanyang pag-aayuno ay wasto pa rin at hindi na niya kailangang palitan ito o bayaran (*Kaffarah*).

2- Nararapat sa isang nag-aayuno na maging maingat sa kanyang pag-aayuno, at huwag niyang kaligtaan ito sa abot ng kanyang makakaya.

3- Ang kalawakan ng paumanhin ng Islam at pagiging angkop nito sa kalikasan ng tao sa kawalan ng pananagutan sa salang sanhi ng pagkalimot at sa anumang karapat-dapat dito, sa kondisyong walang pagpapabaya.

٢٨) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللّٰهِ ﷺ: " أَفْضَلُ الصِّيَامِ بَعْدَ رَمَضانِ, شَهْرُ اللّٰهِ الْمُحَرَّمُ, وَأَفْضَلُ الصَّلاَةِ, بَعْدَ الْفَرِيضَةِ, صَلاَةُ اللَّيْلِ" . (صحيح مسلم:٢٠٢- (١١٦٣)).

28) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Ang pinakamainam na pag-aayuno na susunod sa Ramadan ay ang buwan ng Allah na Muharram, at ang pinakamainam na *Salah* (pagdarasal) na susunod sa ubligadong Salah ay ang Salah sa gabi". Muslim: 202 – (1163)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 28)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 28)**

1- Ang paghihikayat sa kusang-loob na pag-aayuno sa buwan ng Muharram at kusang-loob na pagdarasal sa hating gabi.

2- Ang pag-aayuno sa buwan ng Muharram ang pinakamainam sa lahat ng buwan maliban sa Ramadan, at ang pagdarasal sa gabi ang

pinakamainam sa lahat ng dasal maliban sa mga ubligadong dasal.

3- Kabilang sa ilang mga paraan ng pagpapalapit sa Allah ay ang paghahandog ng pag-aayuno at pagdarasal na kusang-loob.

**٢٩) عَنْ جَابِرِ بْنِ عَبْدِ اللَّهِ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُمَا أَنَّ رَسُوْلَ اللَّهِ ﷺ قَالَ: "رَحِمَ اللَّهُ رَجُلًا، سَمْحًا إِذَا بَاعَ، وَإِذَا اشْتَرَى، وَإِذَا اقْتَضَى". ( صحيح البخاري:٢٠٧٦).**

29) Si Jabir ibn Abdullah (Kalugdan nawa sila ng Allah) ay nag-ulat: Katotohanan, ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Kinahahabagan ng Allah ang isang lalaking mabait kapag siya ay nagtitinda, o kapag siya ay bumibili, o kapag siya ay kumukuha ng kanyang karapatan". Al-Bukhari: 2076

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 29)**

*Nabanggit na ito sa ika- 7 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 29)**

1- Ang pagiging kaaya-aya ng pagpapaumanhin (kabaitan) sa pagbebenta, sa pamimili at iba pang mga transaksyon.

2- Ang pagpapadali sa mga transaksyon ng mga tao at sa pakikitungo sa kanila ay isang dahilan ng pagtamo ng habag.

3- Ang paghihikayat sa pagpapadali sa lahat ng bagay at pakikitungo sa iba, maging sa pagbebenta at pamimili.

4- Ang paghihikayat sa pagiging mahinahon sa sandaling kinukuha ang pautang na mga karapatan, at pagiging kaaya-aya ng pagpapaubaya sa ilang bahagi nito.

٣٠) عَنْ أَبيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللّٰهُ عَنْهُ أَنَّ النَّبِيَّ ﷺ قَالَ: "خَيْرُ يَوْمٍ طَلَعَتْ عَلَيْهِ الشَّمْسُ يَوْمُ الْجُمُعَةِ، فِيهِ خُلِقَ آدَمُ، وَفِيهِ أُدَخِلَ الْجَنَّةَ، وَفِيهِ أُخْرِجَ مِنْهَا، وَلَا تَقُوْمُ السَّاعَةُ إِلّا فِيْ يَوْمِ الْجُمُعَةِ". ( صحيح مسلم: ١٨- (٨٥٤)).

30) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Propeta (ﷺ) ay nagsabi: "Ang

pinakamainam na sinisikatan ng araw ay ang araw ng Biyernes, sapagka't dito nilikha si Adam (Adan), at dito rin siya pinapasok sa Paraiso, at dito rin siya pinalabas, at hindi dadatal ang Oras kundi sa araw ng Biyernes". Muslim: 18 – (854)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 30)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 30)**

1- Ang kahigtan ng araw ng Biyernes at kahalagahan nito sa lahat ng araw, at ang paghihikayat sa paggawa ng mga mabubuting gawain sa araw na ito.

2- Katotohanan, sa araw ng Biyernes ay may naganap na malalaking kaganapan, tulad ng paglikha kay Adam – sumakanya nawa ang kapayapaan, ng pagpasok niya sa Paraiso at paglabas niya mula rito, at magaganap ang Pagbabangong Muli sa araw din ng Biyernes, kaya't ang araw ng Biyernes ay dakilang araw.

3- Ang huwag sayangin o gugulin ang araw na ito sa mga bagay na ang kahihinatnan nito ay hindi kapuri-puri.

٣١) عَنْ عَبْدِ اللّٰهِ بْنِ عُمَرَ رَضِيَ اللّٰهُ عَنْهُمَا أَنَّ رَسُوْلَ اللّٰهِ ﷺ قَالَ: "إِذَا أَكَلَ أَحَدُكُمْ؛ فَلْيَأْكُلْ بِيَمِينِهِ, وَإِذَا شَرِبَ فَلْيَشْرَبْ بِيَمِينِهِ؛ فَإِنَّ الشَّيْطَانَ يَأْكُلُ بِشِمَالِهِ وَيَشْرَبُ بِشِمَالِهِ". ( صحيح مسلم: ١٠٥- (٢٠٢٠)).

31) Si Abdullah ibn Umar (Kalugdan nawa sila ng Allah) ay nag-ulat: Katotohanan, ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Sa oras na kumain ang isa sa inyo; mangyaring kumain sa pamamagitan ng kanyang kanang kamay, at kapag siya ay uminom, mangyaring uminom sa pamamagitan ng kanyang kanang kamay; sapagka't si *Shaitan* (Satanas) ay kumakain sa pamamagitan ng kanyang kaliwang kamay at umiinom sa pamamagitan ng kanyang kaliwang kamay". Muslim: 105 – (2020)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 31)**

*Nabanggit na ito sa unang Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 31)**

1- Ang pag-uutos sa paggamit ng kanang kamay sa pagkain at pag-inom; kaya't ubligadong kumain at uminom gamit ang kanang kamay.

2- Ang pagbigay-babala sa pagsunod kay Satanas sa pagkain at pag-inom.

3- Ang paghihikayat sa pag-iwas ng pagkain at pag-inom sa pamamagitan ng kaliwang kamay, sapagkat katotohanan ang kanang kamay ay para lamang sa mga mararangal na gawain at ang kaliwang kamay ay para lamang din sa pagtanggal ng mga nakakadiri at marurumi.

٣٢) عَنْ عَبْدِ اللّٰهِ بْنِ عَبَّاسٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُمَا قَالَ: قَالَ النَّبِيُّ ﷺ : "لَا تُسَافِرِ الْمَرْأَةُ إِلَّا مَعَ ذِي مَحْرَمٍ, وَلَا يَدْخُلُ عَلَيْهَا رَجُلٌ إِلَّا وَمَعَهَا مَحْرَمٌ " فَقَالَ رَجُلٌ: يَا رَسُوْلَ اللَّهِ, إِنِّيْ أُرِيدُ أَنْ أَخْرُجَ فِيْ جَيْشِ كَذَا وَكَذَا, وَامْرَأَتِيْ تُرِيْدُ الْحَجَّ؛ فَقَالَ: "اخْرُجْ مَعَهَا" . (صحيح البخاري: ١٨٦٢).

32) Si Abdullah ibn Abbas (Kalugdan nawa sila ng Allah) ay nag-ulat: Ang Propeta (ﷺ) ay nagsabi: "Hindi marapat na naglalakbay ang isang babae maliban

kung may kasamang *Mahram* (lalaking hindi maaaring magpakasal sa kanya, o ang kanyang asawa), at hindi marapat na pumasok sa kanya ang isang lalaki maliban na lamang kung siya ay may kasamang Mahram". Ang isang lalaki ay nagsabi: "O Sugo ng Allah, nais ko sanang lumabas para sa isang hukbong sandatahan na ganito at ganyan, datapuwa't ang aking asawa ay nais magsagawa ng *Hajj* (Pilgrimahe); Siya (ﷺ) ay nagsabi: "Humayo ka't samahan mo siya". Al-Bukhari: 1862

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 32)**

*Nabanggit na ito sa ika- 4 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 32)**

1- Ang pagbabawal sa paglalakbay ng babae nang mag-isa o walang kasamang *Mahram*.

2- Ang pagsasatungkulin sa pag-iingat na masarili ang isang babae na hindi malapit na kamag-anak, bilang pag-iiwas sa tukso at kasamaan.

3- Ang paglalakbay ng babaeng muslim para sa *Hajj* (Pilgremahe) ay hindi ipinahihintulot nang walang kasamang *Mahram* o asawa.

**٣٣) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: "كَانَ رَسُوْلُ اللَّهِ ﷺ إِذَا عَطَسَ وَضَعَ يَدَهُ, أَوْ ثَوْبَهُ عَلَى فِيهِ وَخَفَضَ, أَوْ غَضَّ بِهَا صَوْتَهُ". (سنن أبي داود: ٥٠٢٩), هذا حديث حسن صحيح).**

33) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: "Nakaugalian ng Sugo ng Allah (ﷺ) na kapag siya ay nagbahin, kanyang tinatakpan ang kanyang bibig sa pamamagitan ng kanyang kamay o ng kapirasong damit, at pilit na pinahihina niya ito o pinipigilan ang boses sa pamamagitan nito ". Abu Dawud: 5029

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 33)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 33)**

1- Kabilang sa mga mabuting asal sa pagbahin sa Islam ay ang pagtakip ng mukha gamit ang kaliwang kamay o di kaya'y damit, *imamah* (turbante), *shimag*,

tissue o anumang katulad nito, upang ang katabi nito ay hindi matalsikan ng laway o tulad nito.

2- Ang paghihikayat sa pagpapahalaga ng damdamin ng iba at ang pangangalaga sa pangkalahatang kalusugan at malinis na kapaligiran sa lahat ng lugar tulad ng bahay, opisina, pinagtitipunan, *Masjid* (bahay-dasalan) at iba pa. Kaya't hindi pinapahintulutan ang sinuman na gambalahin ang iba sa pamamagitan ng mataas at nakakadistorbong boses o anumang lumalabas mula sa ilong o bibig na maruming talsik (wisik) na magiging sanhi ng pagkalat ng mga mikrobiyo at sakit sa mga tao.

3- Ang pagpigil ng boses sa pagbahin ay kabilang sa kaganapan ng mabuting asal at mataas na antas sa kagandahang ugali.

**٣٤) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ أَنَّ رَسُوْلُ اللَّهِ ﷺ قَالَ: "التَّثَاؤُبُ مِنَ الشَّيْطَانِ؛ فَإِذَا تَثَاءَبَ أَحَدُكُمْ؛ فَلْيَكْظِمْ مَا اسْتَطَاعَ". (صحيح مسلم: ٥٦- (٢٩٩٤)).**

34) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Katotohanan, ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Ang paghikab ay mula kay *Shaitan* (Satanas); kaya't kapag naghikab ang isa sa inyo; mangyaring pigilin ito sa abot ng makakaya". Muslim: 56 – (2994)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 34)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 34)**

1- Ang paghihikayat sa pagpigil ng paghikab sa pamamagitan ng paglagay ng kaliwang kamay sa bibig o tissue o anumang katulad nito.

2- Ang pagpapairal ng mga mabubuting asal sa Islam sa lahat ng kalagayan ay titulo ng intigridad at kagandahang ugali.

3- Ang hindi pagkain ng marami, sapagkat ito ay isa sa mga dahilan ng pagiging tamad, pagbibigat ng katawan, panghihina o pagiging mabagal at madalas na paghihikab.

4- Kasuklam-suklam sa taong naghihikab ang maglabas ng boses mula sa kanyang bibig.

٣٥) عَنْ أَبِيْ طَلْحَةَ رَضِيَ اللّٰهُ عَنْهُ عَنِ النَّبِيِّ ﷺ قَالَ: "لَا تَدْخُلُ الْمَلَائِكَةُ بَيْتًا فِيهِ كَلْبٌ وَلَا صُورَةٌ ". (صحيح البخاري: ٣٣٢٢).

35) Si Abu Talha (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat tungkol sa Propeta (ﷺ) na nagsabi: "Ang mga Anghel ay hindi pumapasok sa isang tahanan na may aso o larawan". Al-Bukhari: 3322

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 35)**

Siya si Abu Talha, Zaid ibn Sahl Al-Ansari, isang dakila at tanyag na Sahabi, nasaksihan niya kasama ng Sugo (ﷺ) ang lahat ng kaganapan. Siya ay isa sa mga tagapana na matatapang at may ibayong pagmamahal sa Sugo ng Allah (ﷺ), kaya't sinuklian siya ng Propeta (ﷺ) ng pagmamahal na walang katulad, at madalas siyang binibisita ng Propeta (ﷺ) sa kanyang bahay.

Si Abu Talha ang siyang naghukay ng libingan ng Propeta (ﷺ) at ng ukab nito. Siya (r.a.) ay namatay sa

Sham, at may nagsasabing sa Madinah taong 32 o 34 sa Hijri. sa edad na 70 taong gulang at may nagsasabing namatay sa taong ika-51 sa Hijri.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 35)**

1- Ang aso at larawan ay kabilang sa mga maruruming bagay na nilalayuan ng mga Anghel.

2- Ipinahihiwatig ng Hadith na ang mga Anghel ng habag ay hindi pumapasok sa mga tahanan o lugar na mayroong mga aso o larawan, samakatuwid ang mga aso at larawan ay isa sa mga dahilan ng di-pagtamo ng habag.

3- Ang mga aso ay nagdudulot ng mga nakamamatay na sakit sa tao, kaya nararapat na ilayo ito sa abot ng makakaya.

4- Hindi ipinapahintulot ang pagtatago ng mga larawan na may buhay, o nagpapaalsa ng kalibugan at tukso, o nakasisira ng mga kaugalian sa Islam, maging sa cellphone at iba pang mga gamit, tulad ng video, kompyuter o iba pa.

٣٦) عَنْ جُبَيْرِ بْنِ مُطْعِمٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ أَنَّ رَسُوْلَ اللَّهِ ﷺ قَالَ : "لاَ يَدْخُلُ الجَنَّةَ قَاطِعُ رَحِمٍ". (صحيح مسلم: ١٩- (٢٥٥٦)).

36) Si Jubair ibn Mut`im (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Katotohanan, ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Hindi makapapasok sa Paraiso ang sinumang pumuputol sa ugnayan ng pagkakamag-anak". Muslim: 19 – (2556)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 36)**

Siya si Jubair ibn Mut`im ibn `Adi ibn Nawfal mula sa angkan ng Quraish, siya ay isa sa malalaking pantas ng Quraish. Ang ama niyang si Mut`im ibn Adi ang siyang kumupkop sa Propeta (para protektahan) pagkagaling niya mula sa Taif, at siya rin ang pumunit sa kasulatan ng pagputol ng ugnayan sa mga kamag-anak ng Propeta (ﷺ), si Jubair ay yumakap sa Islam bago ang pagsakop sa Makkah, at siya ay mayroong naitala na 60 Hadith sa mga aklat ng Hadith, namatay siya (r.a.) sa Madinah taong ika-57 sa Hijri. at may nagsasabing sa ika-59 sa Hijri. sa panahon ng pamumuno ni Mu`awiyah (r.a.).

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 36)**

1- Ang babala sa pagputol ng pagkakamag-anak.

2- Ang paghihikayat sa pagpapatibay ng pagkakamag-anak, at na ito'y isa sa mga dahilan ng pagtamo ng kabutihan at biyaya.

3- Ang kaparusahan ng pumuputol ng pagkakamag-anak ay mabilis at daglian.

٣٧) عَنْ أَنَسٍ بْنَ مَالِكٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللَّهِ ﷺ: "مَنْ صَلَّى عَلَيَّ صَلَاةً وَاحِدَةً، صَلَّى اللَّهُ عَلَيْهِ عَشْرَ صَلَوَاتٍ، وَحُطَّتْ عَنْهُ عَشْرُ خَطِيئَاتٍ، وَرُفِعَتْ لَهُ عَشْرُ دَرَجَاتٍ" . (سنن النسائي: ١٢٩٧)، هذا حديث صحيح.

37) Si Anas ibn Malik (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Ang sinumang manalangin para sa akin ng isang pagpapala ay pagpapalain siya ng Allah ng sampung pagpapala, papawiin mula sa kanya ang sampung pagkakasala at itatampok sa kanya ang sampung matataas na antas". An-Nisai: 1297

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 37)**

*Nabanggit na ito sa ika- 11 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 37)**

1- Ang kahigtan ng panalangin ng pagpapala para sa Sugo (ﷺ) at ng paghihikayat dito.

2- Ang pagpaparami ng panalangin ng pagpapala para sa Propeta (ﷺ) ay isang dahilan ng pagtamo ng habag at kapatawaran, at pag-aangat ng mga antas sa Allah.

3- Ang pagdakila sa Propeta (ﷺ) sa pamamagitan ng pananalangin ng pagpapala para sa kanya, pagmamahal at pagsunod sa kanyang relihiyon, batas, mga kaugalian at kaasalan.

٣٨) عَنْ عَبْدِ اللّٰهِ بْنِ عُمَرَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُمَا أَنَّ رَسُوْلَ اللّٰهِ ﷺ قَالَ: "لَعَنَ اللَّهُ الْوَاصِلَةَ, وَالْمُسْتَوْصِلَةَ, وَالْوَاشِمَةَ, وَالْمُسْتَوْشِمَةَ ". (صحيح البخاري: ٥٩٣٧).

38) Si Abdullah ibn Umar (Kalugdan nawa sila ng Allah) ay nag-ulat: Katotohanan, ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Isinusumpa ng Allah ang gumagawa at ang nagsusuot ng peluka (wig), gayundin ang nagtatatu at ang nagpapatatu". Al-Bukhari: 5937

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 38)**

*Nabanggit na ito sa unang Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 38)**

1- Ang pagbigay-babala sa pagsusuot ng isang babae ng peluka (wig) mula sa buhok ng ibang tao o ibang bagay.

2- Ang pagbabawal sa *Washm*, *Washimah* at *Mustawshimah*.

Ang *Washm* ay ang pagtusok ng karayom o katulad nito sa katawan hanggang sa ito'y magdurugo, at pagkatapos ay lalagyan ito ng kohl o anumang katulad nito hanggang sa ito'y magiging kulay berde, at ang *Washimah* naman: ay ang nagtatatu at ang *Mustawshimah*: ay ang nagpapatatu.

3- Ang ibayong pag-iingat na mabago ang likas na katangian ayon sa pagkalikha nito ng Allah sa tao dahil sa pagpapaganda at iba pa, maliban kung talagang kinakailangan lamang dahil sa

pagpapapagamot, tulad ng pagkakaroon ng kapintasan (kapangitan) sa isang bahagi ng katawan.

٣٩) عَنْ عَبْدِ اللّٰهِ بْنِ عَبَّاسٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُمَا قَالَ:" لَعَنَ رَسُوْلُ اللَّهِ ﷺالْمُتَشَبِّهِينَ مِنَ الرِّجَالِ بِالنِّسَاءِ, وَالْمُتَشَبِّهَاتِ مِنَ النِّسَاءِ بِالرِّجَالِ ". ( صحيح البخاري: ٥٨٨٥).

39) Si Abdullah ibn Abbas (Kalugdan nawa sila ng Allah) ay nag-ulat: "Isinusumpa ng Sugo ng Allah (ﷺ) ang mga lalaking ginagaya ang mga kababaihan at ang mga babaeng ginagaya ang mga kalalakihan". Al-Bukhari: 5885

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 39)**

*Nabanggit na ito sa ika- 4 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 39)**

1- Ang pagbabawal sa panggagaya ng mga kalalakihan sa mga kababaihan at ng mga kababaihan sa mga kalalakihan sa mga kasuutan, katangian at kilos.

2- Ang panggagayang ito ang siyang naglalabas sa mga kalalakihan at kababaihan mula sa tumpak nilang kalikasan na siyang likas na pagkakalikha ng Allah sa mga tao.

3- Ang panggagaya ng mga kalalakihan sa mga kababaihan at ng mga kababaihan sa mga kalalakihan ay isang paglihis mula sa kalikasan ng pagkakalikha, kalapastanganan sa karangalan ng dalawang kasarian at paglabas mula sa mapagparayang mga katuruan ng Islam.

٤٠) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ أَنَّ رَسُوْلَ اللَّهِ ﷺ قَالَ:" يُسْتَجَابُ لِأَحَدِكُمْ مَا لَمْ يَعْجَلْ, يَقُوْلُ دَعَوْتُ, فَلَمْ يُسْتَجَبْ لِيْ ". (صحيح البخاري: ٦٣٤٠).

40) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Katotohanan, ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Tinutugon ang isa sa inyo (sa kanyang panalangin) kapag hindi siya nagmadali, na nagsasabi: Dumalangin ako nguni't hindi ako tinugon". Al-Bukhari: 6340

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 40)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 40)**

1- Ang paghihikayat sa tuloy-tuloy na pananalangin upang makamit ang ipinapahintulot na lehitimong kahilingan.

2- Ang ibayong paniniwala na ang Allah ay tinatanggap ang panalangin ng isang nananalangin o ibinibigay Niya ang higit pang mabuti kaysa sa hinihiling nito o ilalayo Niya sa kanya ang masama na dapat ay dumatal sa kanya o itatago na lamang Niya para sa kanya sa kabilang-buhay, kaya't hindi dapat nawawalan ng pag-asa sa Habag ng Kataas-taasang Allah maging sa anumang kalagayan.

3- Ang pagmamadaling nagpipigil sa pagtugon ng Allah ay ang pagtalikod sa panalangin at pag-iwan nito.

**٤١) عَنْ أَبِيْ مُوسَى رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ النَّبِيُّ ﷺ: "مَثَلُ الَّذِي يَذْكُرُ رَبَّهُ, وَالَّذِي لَا يَذْكُرُ رَبَّهُ, مَثَلُ الْحَيِّ وَالْمَيِّتِ". (صحيح البخاري: ٦٤٠٧).**

41) Si Abu Musa (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Propeta (ﷺ) ay nagsabi: "Ang paghahalintulad sa isang naggugunita sa Panginoon niya at sa isang hindi naggugunita sa Panginoon niya ay tulad ng buhay at patay". Al-Bukhari: 6407

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 41)**

*Nabanggit na ito sa ika- 25 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 41)**

1- Ang paghihikayat sa madalas na paggunita sa Allah, sapagkat ang buhay ng maligayang puso ay nasa paggunita sa Allah.

2- Ang kahigtan ng paggunita sa Kataas-taasang Allah; sapagka't ang gumugunita sa kanyang Panginoon ay buhay ang panlabas at panloob dahil sa pagkakakilala sa Kataas-taasang Allah, at siya na nakakaligta sa paggunita sa Allah ay nalalagay sa pagkalingat sa paggawa ng mabuti, kaya liliit ang pakinabang nito o maaaring mawala, at ito'y natutulad sa patay na hindi na napakikinabangan.

3- Ang paggunita sa Kataas-taasang Allah ay nagaganap sa pamamagitan ng dila, isip at gawa.

٤٢) عَنْ جَابِرٍ رَضِيَّ اللَّهُ عَنْهُ يَقُوْلُ: سَمِعْتُ النَّبِيَّ ﷺ يَقُولُ:" إِنَّ بَيْنَ الرَّجُلِ وَبَيْنَ الشِّرْكِ وَالْكُفْرِ تَرْكَ الصَّلاَةِ". (صحيح مسلم: ١٣٤- (٨٢)).

42) Si Jabir (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat; kanyang sinasabi: Nadinig ko sa Propeta (ﷺ) na nagsasabi: "Tunay na ang pagitan ng isang lalaki at ng *Shirk* (pagtatambal sa Allah) o ng *Kufr* (kawalan ng pananampalataya) ay ang pagtalikod sa *Salah* (pagdarasal)". Muslim: 134 – (82)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 42)**

*Nabanggit na ito sa ika- 7 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 42)**

1- Ang paghihikayat sa pangangalaga sa mga ubligadong pagdarasal sa lahat ng sitwasyon at kalagayan ayon sa abot ng makakaya.

2- Ang pagbigay-babala sa di-pagpapahalaga ng pagdarasal, kaya hindi ipinapahintulot sa isang

Muslim ang pag-iwan ng *Salah* hangga't gumagana pa ang kanyang pag-iisip, sapagka't dito isinaalang-alang ang pagkakaroon niya ng lehitimong pananagutan.

3- Ang pagpapahayag sa katayuan ng Salah at kataasan ng antas nito sa Islam, ito ang pinakalantad na tanda na mapagkikilanlan sa pagkamuslim ng isang tao at ang pag-iwan nito ay isang batayan sa pagtalikod niya sa pananampalataya.

٤٣) عَنْ أَنَسِ بْنِ مَالِكٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ النَّبِيُّ ﷺ :" تَسَحَّرُوا فَإِنَّ فِيْ السَّحُورِ بَرَكَةً". (صحيح البخاري: ١٩٢٣).

43) Si Anas ibn Malik (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Propeta (ﷺ) ay nagsabi: "Kumain kayo ng *Sahur* (almusal) bago magbukang-liwayway, sapagka't mayroong *Barakah* (biyaya) sa Sahur". Al-Bukhari: 1923

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 43)**

*Nabanggit na ito sa ika- 11 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 43)**

1- Ang paghihikayat sa pagkain ng *Sahur* sa huling bahagi ng gabi bago sumikat ang Fajr.

2- Ang pagsasabatas sa pagkalehitimo ng *Sahur* para sa biyaya.

3- Ang dahilan ng pagiging mabiyaya ng *Sahur*, ito'y nagbibigay ng lakas sa isang nag-aayuno, nagpapasigla at nagpapagaan para sa kanya sa pag-aayuno.

4- Nakabubuting umiwas sa pagmamalabis sa pagkain at inumin.

٤٤) عَنْ عَبْدِ اللَّهِ بْنِ مَسْعُوْدٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ أَنَّ رَسُوْلَ اللَّهِ ﷺ قَالَ: " إِذَا كَانُوا ثَلَاثَةٌ, فَلَا يَتَنَاجَى اثْنَانِ دُوْنَ الثَّالِثِ". ( صحيح البخاري: ٦٢٨٨).

44) Si Abdullah ibn Mas`ud (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Katotohanan, ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Kapag ang tatlo ay magkakasama, ang dalawa ay hindi dapat mag-usap nang sarilinan na hindi kasama ang ikatlo". Al-Bukhari: 6288

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 44)**

*Nabanggit na ito sa ika- 3 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 44)**

1- Kabilang sa mga magagandang asal sa Islam ay ang paggalang ng isang Muslim sa kapatid na niyang Muslim at huwag niyang alipustahin sa anumang kalagayan at pagkakataon.

2- Kapag may tatlong taong magkakasama sa isang paglalakbay o sa pagtigil (hindi naglalakbay), sa gayon ay hindi ipinapahintulot ang pag-uusap ng dalawa nang hindi kasama ang ikatlo, sapagkat ito'y magdudulot sa kanya ng lungkot at pinsala, kaya't ang pamiminsala ay ipinagbabawal.

3- Ang Pananampalatayang Islam ay naghihikayat sa pagpalaganap ng pagmamahalan, katarungan, pagkakapantay-pantay sa pagitan ng mga Muslim, lalaki't babae, kaya hindi pinapahintulutan na pabayaan ang sinuman sa miyembro ng pamilya at komunidad.

4- Ang pagbabawal sa pag-uusap ng dalawa nang sarilinan na hindi kasama ang ikatlo, o ng tatlo na

hindi kasama ang ikaapat. Ito ay kung ang pag-uusap nang sarilinan ay patungkol sa kabutihan, sapagka't kung ito ay patungkol sa kasamaan higit itong ipinagbabawal.

**٤٥) عَنْ أَبِيْ هُرَيْرَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللَّهِ ﷺ : "مِنْ حُسْنِ إِسْلاَمِ الْمَرْءِ تَرْكُهُ مَا لاَ يَعْنِيْهِ". (جامع الترمذي: ٢٣١٧)، هذا حديث صحيح.**

45) Si Abu Hurairah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Kabilang sa kabutihan ng pagkamuslim ng isang tao ay ang pagtalikod niya sa mga bagay na hindi niya dapat paghimasukan". At-Tirmidhi: 2317

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 45)**

*Nabanggit na ito sa ika- 6 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 45)**

1- Ang Hadith na ito ay naghihikayat sa hindi panghihimasok sa mga bagay na pag-aari ng iba.

2- Isinasatungkulin sa taong Muslim ang huwag maniktik at alamin ang mga sekreto ng iba.

3- Ang panghihimasok sa mga bagay na pag-aari ng iba ay maaaring maging dahilan ng pagkakaroon ng alitan sa pagitan ng mga miyembro ng pamilya at komunidad, kaya nakabubuting iwasan ito.

4- Ang Hadith na ito ay hindi nagpapahiwatig na tigilan ang pag-uutos ng mabuti at pag-babawal ng masama, sapagkat ang mga ito ay kabilang sa mga mahalagang katangian ng Islam sa lahat ng lugar at panahon.

٤٦) عَنْ جَرِيرِ بْنِ عَبْدِ اللَّهِ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللَّهِ ﷺ: "لَا يَرْحَمُ اللَّهُ مَنْ لَا يَرْحَمُ النَّاسَ". ( صحيح البخاري: ٧٣٧٦).

46) Si Jarir ibn Abdullah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Hindi kinahahahabagan ng Allah ang sinumang hindi nahahabag sa mga tao". Al-Bukhari: 7376

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 46)**

Siya si Jarir ibn Abdullah Al-Bajali Al-Yamani, pinuno ng kanyang tribu, yumakap siya sa islam sampung taon bago maganap ang *Hijrah* (paglikas mula sa Makkah patungong Madinah), siya ay kinilalang bilang Yusuf ng pamayanang ito; dahil sa ganda ng kanyang hubog at itsura. Nakapag-ulat siya mula sa Propeta (ﷺ) ng Hadith na umabot ng humigit kumulang 100 na Hadith, siya (r.a.) ay namatay taong ika-54 sa Hijri. at may nagsasabing sa ika-51 sa Hijri.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 46)**

1- Ang Islam ay Relihiyon ng habag at pagmamahal, kaya't nararapat sa mga lalaki't babaeng muslim na magkaroon ng habag sa isa't isa.

2- Dapat sundin ang mga paraan ng pagmamahalan sa pakikitungo sa iba; maging sa bahay, pamilya at komunidad.

3- Ang kalupitan at katigasan ay hindi kabilang sa mga magagandang kaugalian; kaya't dapat itong iwasan.

٤٧) عَنْ عَائِشَةَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهَا قَالَتْ: قُلْتُ: يَا رَسُوْلَ اللَّهِ, إِنَّ لِي جَارَيْنِ, فَإِلَى أَيِّهِمَا أُهْدِيْ؟ قَالَ: " إِلَى أَقْرَبِهِمَا مِنْكِ بَابًا". (صحيح البخاري: ٢٥٩٥).

47) Si Aishah (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat na nagsasabi: Sinabi ko: "O Sugo ng Allah (ﷺ), may dalawa akong kapitbahay, sino sa kanila ang aking reregaluhan?" Siya ay nagsabi: "Ang sinuman sa kanila ang mas malapit ang pintuan sa iyo". Al-Bukhari: 2595

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 47)**

*Nabanggit na ito sa ika- 9 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 47)**

1- Ang paghihikayat sa mabuting pakikitungo sa pinakamalapit na kapitbahay, kapag hindi makayanan ang lahat ng kapitbahay.

2- Sa pagbibigay ng regalo ay inuuna dapat ang nasa malapit bago ang nasa malayo, nguni't kapag nagkapantay sa lahat ng katangian, ang marapat na

unahin ay kung sino ang mas malapit sa bahay o mas malapit sa pintuan.

3- Sa pagbibigay ng regalo, nagkakaroon ng ibayong pagmamahal ang nagbibigay nito.

٤٨) عَنْ عُثْمَانَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ عَنِ النَّبِيِّ ﷺ قَالَ:" خَيْرُكُمْ مَنْ تَعَلَّمَ الْقُرْآنَ وَعَلَّمَهُ ". ( صحيح البخاري: ٥٠٢٧).

48) Si Uthman (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat tungkol sa Propeta (ﷺ) na nagsabi: "Ang pinakamabuti sa inyo ay yaong nag-aaral ng Qur'an at kanyang itinuturo ito". Al-Bukhari: 5027

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 48)**

Siya si Uthman ibn Affan ibn Abul `As mula sa angkan ng Quraish, ipinanganak siya sa Makkah anim na taon makaraan ang taon ng Elepante at di-nagtagal siya ay yumakap sa Islam matapos na hirangin si Muhammad bilang Sugo, siya ay isa rin sa tinaguriang *Amir Al-Mu'mineen* (pinuno ng mga sumasampalataya) at ikatlo sa mga pinatnubayang *Khalifah* (Humalili sa Propeta).

Siya ang pinaka-unang lumikas patungong Ethiopia (Habasha) kasama ang asawang si Ruqayyah na anak ng Propeta (ﷺ), tunay na itinaguyod niya ang pagtulong (pagsuporta) sa Islam sa pamamagitan ng kanyang sarili at kayamanan, naghanda siya ng 950 ng kamelyo at 50 na kabayo para sa hukbo ng Al-Usrah at binili ang balon ng Roma sa halagang 20,000 at ginawa itong kawang-gawa, at tulad din ng kanyang ginawang pagpapalawak sa Masjid ng Propeta (ﷺ) sa halagang humigit kumulang ng 25,000, siya ay napiling humalili bilang pinuno makaraang mamatay si Umar ibn Al-Khattab taong ika-23 sa Hijri. Natapos niyang ipunin ang Qur'an at naganap sa kanyang pamumuno ang maraming tagumpay ng Islam sa Asia at Africa at nakapag-ulat siya ng 146 na Hadith, siya (r.a.) ay napatay bilang martir (*Shaheed*) sa loob ng kanyang tahanan sa Madinah sa kamay ng mga salarin na sukdulan ang kasamaan sa taong ika-35 sa Hijri. sa edad na 90 o 80 taong gulang.

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 48)**

1- Ang paghihikayat sa pag-aaral ng Qur'an at pagtuturo nito nang may kasamang *Tajwid* (wastong paraan ng pagbasa), pag-iintindi at pag-unawa sa mga batas nito.

2- Ang pinakamarangal sa lahat ng mga gawain ay ang pag-aaral sa Qur'an at pagtuturo nito sa iba, nang may pagsasaalang-alang sa *Al-Ikhlas* (katapatan).

3- Ang pag-aaral ng Qur'an at pagtuturo nito ay isa sa mga dahilan ng pagtamo ng kabutihan, kaligayahan at biyaya.

٤٩) عَنْ عَبْدِ اللَّهِ بْنِ عُمَرَ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُمَا أَنَّ رَسُولَ اللَّهِ ﷺ قَالَ: " كُلُّ مُسْكِرٍ خَمْرٌ، وَكُلُّ مُسْكِرٍ حَرَامٌ ". (صحيح مسلم: ٧٤-(٢٠٠٣)).

49) Si Abdullah ibn Umar (Kalugdan nawa sila ng Allah) ay nag-ulat: Katotohanan, ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: "Lahat ng nakalalasing ay (tinatawag na) *Khamr*, kaya't lahat ng nakalalasing ay ipinagbabawal". Muslim: 74 – (2003)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 49)**

*Nabanggit na ito sa unang Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 49)**

1- Ang babala sa pag-inom ng mga nakalalasing, sapagkat ito ay nakasisira ng kalusugan, kayamanan, pamilya at komunidad.

2- Ang pagbabawal sa pag-inom ng alak at anumang katulad nito mula sa iba't ibang uri ng mga bawal na gamot, nakasisira at nakakaapekto ng utak.

3- Ang paghihikayat sa pangangalaga ng kasaganaan ng utak, isipan, katawan, kayamanan at kapaligiran; kaya't ipinagbabawal ang lahat ng anumang magdudulot ng kasiraan dito.

**٥٠) عَنْ أَنَسِ بْنِ مَالِكٍ رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ قَالَ: قَالَ رَسُوْلُ اللَّهِ ﷺ: " أَنَا أَوَّلُ النَّاسِ يَشْفَعُ فِي الجَنَّةِ، وَأَنَا أَكْثَرُ الأَنْبِيَّاءِ تَبَعاً". (صحيح مسلم: ٣٣٠- (١٩٦)).**

50) Si Anas ibn Malik (Kalugdan nawa siya ng Allah) ay nag-ulat: Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: Ako

ang pinakaunang tao na mamamagitan sa Paraiso, at ako rin ang may pinakamaraming tagasunod". Muslim: 330 – (196)

**Ang nag-ulat ng Hadith (Bilang: 50)**

*Nabanggit na ito sa ika- 11 na Hadith*

**Ang mga kapupulutang aral sa Hadith (Bilang: 50)**

1- Ang pagpapahayag sa mataas na antas at katayuan ng Sugo ng Allah (ﷺ), kung kaya't sa kapahintulutan ng Allah siya ang unang mamamagitan sa Paraiso.

2- Ipinapahiwatig ng Hadith na ito na ang Propeta (Muhammad ﷺ) ang may pinakamaraming tagasunod sa mga Propeta, kaya’t ang kanyang mga tagasunod ang higit na marami kaysa sa mga tagasunod ng lahat ng mga Propeta.

3- Ang pamamagitan ng Sugo ng Allah (ﷺ) ay itatampok lamang sa mga taong may pananampalataya na naniniwala sa Allah at sa Kanyang Sugo, at nagsigawa nang ayon sa mga katuruan ng Islam.

**ANG UNANG PALIGSAHAN**
sa Sunnah ng Propeta para sa mga Dayuhan
Taong 1433 - 2012

# PAGPAPALIWANAG
## sa kahulugan ng limampung Piling Hadith
at paglalahad sa kasaysayan ng bawa't Taga-ulat nito,
gayundin ang mga benepisyong pang-agham nito

# Paligsahan sa Sunnah ng Propeta sa taong 2012

| Ang pangkalahatang Kondisyon | Ang mga Hadith na isasaulo | Ang mga antas ng Paligsahan |
|---|---|---|
| 1- Maaaring lumahok sa isang antas lamang mula sa mga antas ng paligsahan.<br>2- Isaulo ang mga napiling Hadith sa loob ng itinalagang antas dito.<br>3- Dalhin ang kopya ng Iqama o Passport sa oras ng pagpaparinig. Sapagka't ang pangunahing pamantayan sa pagbigay ng mga premyo sa mga nagwagi ay ang numero ng Iqamah o Passport upang mapagtanto ang personalidad ng lumahok.<br>4- Isinasakondisyon ang pagtala sa wastong numero ng mobile o telepono, sapagka't babalitaan namin ang mga nagsilahok sa pamamagitan ng tawag, kapag sila ay nagwagi upang ipagbigay alam sa kanila ang takdang araw o lugar ng pagdiriwang.<br>5- Magsisimula ang pagpaparinig sa paligsahan sa araw ng Sabado, May 05- 2012, at pagkatapos ay ipapaskil namin ang mga iskedyul sa itinalagang mga lokasyon para sa takdang mga oras ng pagpaparinig.<br>6- Sampu lamang ang aming pararangalan sa mga unang nagwagi (lalaki't babae) sa bawat antas, mula sa kanila na may pinakamataas na marka. Nguni't sa sandaling nagkapareho ang marka ng ilan sa kanila, kami ay magsasagawa ng bunutan sa pagitan nila.<br>7- Maaaring lumahok ang mga bata ayon sa mga itinalagang sangay para sa kanila.<br>8- Pagkakalooban ang lahat ng lumahok sa paligsahan ng isang sempling regalo bilang paghihimuk sa kanilang paglahok.<br>9- Gaganapin ang takdang panahon ng pagpaparinig para sa mga kalalakihan sa lugar mismo ng Tanggapan ng Rabwah o sa kagawaran ng edukasyon na nasa ilalim ng pamamahala nito, at para naman sa mga kababaihan gaganapin ito sa sangay ng Tanggapan sa seksyon ng mga kababaihan, o sa Dar Atiqah sa Wizarat area o sa Madrasat Nur Al-Qur'an sa Malaz area.<br>10- Ganap nang nailaan ang isang audio file para sa mga napiling isasaulong Hadith sa wikang Arabik kasama ang translation nito na maaaring marinig sa pamamagitan ng pagbisita sa link ng paligsahan: **www.islamhouse.com**<br>11- Ilalathala ang mga pangalan ng mga nagwagi sa paligsahan sa katapusan ng buwan ng Rajab 1433 (June 20, 2012), at maaari ding tunghayan ito sa aming website: **www.islamhouse.com**<br>12- Kapag hindi dumating ang nagwagi sa pagtanggap ng kanyang premyo makalipas ng sampung araw matapos maidaos ang pagdiriwang. Aming ikakansela ang papremyo at wala na rin siyang karapatang kunin pa ito maging sa anupamang kadahilanan.<br>13- Para sa karagdagang kaalaman, mangyaring tumawag lamang sa aming Tanggapan. Tel. 4454900 Ext. 302 Mobile: 0554370319 | **(50) HADITH Simula sa unang Hadith hanggang sa ika-limampung Hadith Ayon sa pagkakasunod.** | **Unang Antas** |
| | **(40) HADITH Simula sa unang Hadith hanggang sa ika-apatnapung Hadith Ayon sa pagkakasunod.** | **Ikalawang Antas** |
| | **(25) HADITH Simula sa unang Hadith hanggang sa ika-dalawampu't limang Hadith Ayon sa pagkakasunod.** | **Ikatlong Antas** |
| | **(15) HADITH Simula sa unang Hadith hanggang sa ika-labing lima na Hadith Ayon sa pagkakasunod.** | **Ika-apat na Antas** |
| | **(10) HADITH Simula sa unang Hadith hanggang sa ika-sampung Hadith Ayon sa pagkakasunod.** | **Ikalimang Antas** |

# Mga Papremyo ng Paligsahan sa Sunnah ng Propeta sa Taong 2012

| Ang Nagwagi | Unang Antas (50 Hadith) | Pangalawang Antas (40 Hadith) | Pangatlong Antas (25 Hadith) | Pang-apat na Antas (15 Hadith) | Panglimang Antas (10 Hadith) |
|---|---|---|---|---|---|
| UNA | 1500 | 1300 | 1100 | 900 | 700 |
| PANGALAWA | 1400 | 1200 | 1000 | 800 | 600 |
| IKATLO | 1300 | 1100 | 900 | 700 | 500 |
| IKA-APAT | 1200 | 1000 | 800 | 600 | 400 |
| IKALIMA | 1100 | 900 | 700 | 500 | 300 |
| IKAANIM | 1000 | 800 | 600 | 400 | 200 |
| IKAPITO | 900 | 700 | 500 | 250 | 100 |
| IKAWALO | 800 | 600 | 400 | 200 | 50 |
| IKASIYAM | 700 | 500 | 300 | 150 | 50 |
| IKASAMPU | 600 | 400 | 200 | 100 | 50 |
| **TOTAL** | **10.500** | **8.500** | **6.500** | **4.600** | **2.950** |